# Aklas!

*OPISYAL NA PAHAYAGAN NG REBOLUSYONARYONG MAMAMAYANG LAGUNENSE*

TOMO 1 BILANG 1
ENERO-MARSO 2025

Paano dapat harapin ng sambayanang Pilipino ang tunggaliang Marcos at Duterte? p. 3

Taong 2025, taon ng pagsulong ng uring manggagawa – RCTU p. 4

Deklarasyong 'insurgency-free' ang Laguna, hungkag at walang batayan p. 10

Bakit yinayakap ng mga magsasaka ang rebolusyong agraryo? p. 8



*EDITORYAL*

**Puspusin ang kilusang pagwawasto! Pag-alabin ang sulo ng himagsikan!**

*p. 1-2*

*KORESPONSAL*

**Ang pakikibaka ng mga mangingisda sa Lawa ng Laguna**

*p. 5-6*

## Pinapakilala ang *Aklas!*

Bilang pagtugon sa kilusang pagwawasto, malugod naming ipinapakilala ang *Aklas!* bilang opisyal na pahayagan ng rebolusyonaryong mamamayan ng Laguna. Laman ng *Aklas!* ang mga pahayag, pagsusuri, balita, kampanya, at programa ng rebolusyonaryong kilusan sa lalawigan ng Laguna, sa layuning itaas ang kamulatan ng mamamayan at himukin silang tahakin ang landas ng demokratikong rebolusyon ng bayan tungo sa pambansang demokrasya at sosyalismo.

Umaasa ang National Democratic Front of the Philippines Laguna na magsilbing tanglaw at paalala ang pahayagang ito — na sa kabila ng lumalala at kronikong krisis ng lipunan, **nananatiling makatwiran ang pag-aklas!**

# Puspusin ang kilusang pagwawasto! Pag-alabin ang sulo ng himagsikan!

**Mahigpit na pagsaludo at lubos na masiglang nagpupugay ang National Democratic Front Philippines Laguna at buong rebolusyonaryong kilusan sa probinsya sa Partido Komunista ng Pilipinas Marxismo-Leninismo-Maoismo sa ika-56 na anibersaryo ng pagkakatatag nito mula noong Disyembre 26, 1968. Mabuhay!**

Sa pamamagitan ng unang isyu ng *Aklas!*, buong puso nating pinasasalamatan ang buong kasapian ng Partido na nagsakripisyo at walang pag-iimbot na naglaan ng kanilang buhay upang tupdin ang dakilang tungkulin ng pagmumulat, pag-oorganisa at pagpapakilos sa mamamayan. Isinulong nila ang mga kampanya at pakikibakang masang anti-imperyalista, anti-pyudal at anti-pasista, at nagpundar sila ng malawak at matatag sa rebolusyonaryong kilusang lihim sa layuning isulong ang sandatahang himagsikan hanggang sa tagumpay.

Pinakamataas na pagpupugay ang itinatanghal natin para kay Jose Maria Sison, ang dakilang tagapagtatag ng PKP-MLM na mahigit limang dekadang gumabay sa rebolusyong Pilipino. Gayon din, ginagawad natin ang pagpupugay at walang-hanggang pagdakila sa mga magiting na nagsulong ng rebolusyon sa buong bansa – sina Benito “Ka Laan” Tiamzon, Wilma “Ka Bagong-Tao” Austria, Antonio “Ka Malimbasog” Cabanatan, Jorge “Ka Oris” Madlos, Menandro “Ka Bok” Villanueva, Julius “Ka Nars” Giron, Mariano “Ka Panoy” Adlao, Dionisio “Ka Toto” Micabalo, Eugenia “Ka Fiel” Magpantay, Alfredo “Ka Bendoy” Merilos, Dennis “Ka Mayen” Rodina, Agaton “Ka Boy” Topacio, Randall Echanis, Rosalino “Ka Yuni” Canubas, Sandra “Ka Kaye” Reyes, Ezequiel “Ka Rey” Daguman, Emmanuel “Ka Ampog” Fernandez, Rolando “Ka Edroy” Leyson Jr., Helenita “Ka Elay” Pardalis, Rogelio “Ka Cocoy” Posadas, Jude Fernandez, Josephine “Ka Sandy” Mendoza at sa lahat ng bayani at martir ng rebolusyong Pilipino.

Pinagpupugayan din ng buong rebolusyonaryong kilusan ng Laguna ang mga dakilang anak at martir nito na walang takot na naglaan ng kanilang buhay at pakikibaka para sa sambayanan: sina Cesar Batralo, Pamela Jane "Ka Sol" Lapiz, Jeramie “Ka Ash” Garcia, John Carlo “Ka Yago” Alberto, Misael "Ka Frank" Ongtangco, Abigael “Ka Laura” Bartolome, Allyssa “Ka Ilaya” Lemoncito, Archie “Ka Mel” Anceta, Susan “Ka Gemma” Ritual, at sa marami pang mga walang pangalan.

Mananatiling gintong aral ang kanilang rebolusyonaryong diwa at ehemplo. Patuloy nating pagyayamanin ang mga

> **Determinado ang Partido dito na lulubusin ang kilusang pagwawasto para sa pagpapalakas at pagpapalawak kasabay ng pagpapaigting ng pakikidigmang gerilya.**

araling ito sa pagsusulong ng digmang bayan hanggang sa tagumpay.

Sa gabay ng PKP-MLM, matalino, matalas, at malikhaing nailalapat ang Marxismo-Leninismo-Maoismo sa kongkretong kalagayan ng lipunan sa pulo-pulong Pilipinas. Gamit ang estratehiya ng matagalang digmang bayan, natitiyak ng Partido na hindi magagapi ang kasalukuyang yugto ng rebolusyong Pilipino. Sa singkad ng 56 taon, dumaan sa mga panahon ng taeb at hibas ang demokratikong rebolusyon ng bayan, at nakapag-ipon ng lakas ang mamamayan para sa rebolusyon. Sa tamang panahon ay magiging makapangyarihang unos ang ating rebolusyonaryong lakas, at gugupuin nito ang mga kaaway natin sa uri – ang mga malalaking burgesya komprador, mga panginoong maylupa, at ang imperyalismong US na daantaon nang nagsasamantala at nang-aalipin sa atin.

Dahil patuloy na umuugat ang Partido sa masa at laging inilalagay sa unahan ang interes nito, kaya nitong tukuyin at iwasto ang mga mapaminsalang tendensya ng suhetibismo sa anyo ng emperisismo, o ang kabiguan sa wastong pag-uugnay ng teorya at praktika. Dinanas ng Partido sa probinsya ang sakit ng empirisismo na nagresulta sa mga pag-atras ng mga baseng masa, rebolusyong agraryo, at armadong pakikibaka sa kanayunan; at ang pagliit ng rebolusyonaryong kilusang lihim sa kalunsuran.

Naging maagap sa pagpupunyagi ang Partido sa probinsya sa pagtalima sa panawagan ng kilusang pagwawasto para ampatin ang mga pag-urong sa larangan ng ideolohiya, pulitika, at organisasyon. May mga nakamit nang tagumpay sa pagsusulong at pagpapalakas sa lihim na rebolusyonaryong kilusang masa, at determinado ang Partido dito na lulubusin ang kilusang pagwawasto para sa pagpapalakas at pagpapalawak kasabay ng pagpapaigting ng pakikidigmang gerilya.

Hinog ang mga obhetibong kundisyon para sa pagrerebolusyon. Lugmok sa krisis ang pandaigdigang sistemang kapitalista at walang palatandaan na makakabawi pa ito. Bunsod nito, tuloy-tuloy na lumalala ang bulok na kalagayan ng malakolonyal at malapyudal na sistemang panlipunan sa Pilipinas.

Idinudulot ng lokal na krisis sa ekonomya at pulitika ang labis-labis na pagdurusa ng mamamayan. Lalong bumubulusok ang antas ng buhay ng mga manggagawa, magsaska, mangingisda, at iba pang maralita't anakpawis. Tumitindi ang pagwasak sa kalikasan, kabuhayan, kinabukasan, at iba pang pang-aapi at pandarambong ng imperyalismo. Kasabay nito, tumitindi ang terorismo ng estado at pulitikal na supresyon ng pasistang rehimeng US-Marcos II at mga alipures nitong NTF-ELCAC, mga berdugong AFP, PNP at CAFGU.

Dialektikal na iluluwal ng ganitong kalagayan ang hindi mapipigilang paglaki at pagsulong ng rebolusyonaryong pwersa na magbabalikwas upang wakasan ang mapaminsala at bulok na malakolonyal at malapyudal na lipunan.

Nangangako ang NDFP Laguna, sampu ng lahat ng kaalyado nitong rebolusyonaryong organisasyon sa gabay ng Partido Komunista ng Pilipinas, na lulubusin nito ang kilusang pagwawasto, mananatiling walang kapaguran, at mananatiling laging handa na harapin ang lahat ng sakripisyo para isulong sa mas mataas na antas ang pambansa-demokratikong rebolusyon hanggang sa ganap na tagumpay bilang paghahanda sa sosyalistang rebolusyon at konstruksyon! ▼

# NILALAMAN

*EDITORYAL*
Puspusin ang kilusang pagwawasto! Pag-alabin ang sulo ng himagsikan! *pg. 1-2*

*PAGSUSURI*
Paano dapat harapin ng sambayanang Pilipino ang tunggaliang Marcos at Duterte? *pg. 3*

*BALITA*
Taong 2025, taon ng pagsulong ng uring manggagawa – RCTU *pg. 4*
Deklarasyong 'insurgency-free' ang Laguna, hungkag at walang batayan *pg. 10-11*

*KORESPONSAL*
Ang pakikibaka ng mga mangingisda sa Lawa ng Laguna *pg. 5-6*

*ARTIKULO*
Pasya: pagpupugay kay Allyssa "Ka Ilaya" Lemoncito, martir ng sambayanan at bayani ng Laguna *pg. 7*
Bakit yinayakap ng mga magsasaka ang rebolusyong agraryo? *pg. 8*
Mangahas na magwasto, makibaka, at magtagumpay, kabataan! *pg. 9*

*KALENDARYO NG BAYAN* *pg. 11*

Ang AKLAS! ay ang pahayagan ng rebolusyonaryong mamamayan ng Laguna. Pinapamatnugutan ito ng National Democratic Front of the Philippines Laguna.

Bukas ang pahayagan sa mga kontribusyon, kumento, puna, at iba pang liham. Mangyaring magpaabot lamang sa malayaasedillo@proton.me



# Paano dapat harapin ng sambayanang Pilipino ang tunggaliang Marcos at Duterte?

**Nakita ng buong sambayanang Pilipino kung paano nawatak ang matagal nang mabuway na "Uniteam" nina Ferdinand Marcos Jr. at Sara Duterte noong 2024. Natapos ang taon na may nakahain na tatlong impeachment complaint laban kay Sara habang kinakastigo ng Kongreso si Rodrigo Duterte sa mga krimen niya laban sa sangkatauhan. Nag-mamaniobrahan ang dalawang paksyon ng mga burukrata kapitalista upang maseguro ang kanilang pulitikal at pang-ekonomikong kapangyarihan.**

Ang tunggalian ng mga Marcos at mga Duterte ay likas na resulta ng isang bulok na sistemang pampulitika. Dahil nananatili ang mga malalaking dinastiya sa pulitika at mga kapitalista sa burukrasya, nagsisilbi ang pamahalaan bilang larangan ng mga paksyon at pamilyang nagtutunggalian para makakuha ng mga kontrata, kikbak, at pabuya mula sa pusisyon sa gubyerno.

> Ipinapakita ng kasalukuyang estado sa Pilipinas ang matagal nang paghahari ng ilang uri sa iba pang uri. **Ang mga makauring interes na ngayo'y nagdidikta sa estado ay iyong sa mga imperyalista, kumprador at panginoong maylupa.** Ipinakakalat ang teorya na ang "ordinaryong mamamayan" ang lumikha sa kasalukuyang estado, at pwede nilang gamitin ito bilang kanilang sariling instrumento. Pero salungat ito sa katotohanang ang estado ay tagapagpatupad lamang sa kagustuhan at interes ng mga nagsasamantalang uri na naghahari sa ating lipunan ngayon.
>
> Jose Maria Sison, *Anatomya ng Pulitikang Pilipino*

Tulad ng linarawan ni Prop. Jose Maria Sison sa *Anatomya ng Pulitikang Pilipino*, nagsisilbi ang kasalukuyang naghaharing estado sa Pilipinas sa interes ng parehong dayuhang imperyalismo at katutubong pyudalismo. Ito ay dahil ang mga bumubuo sa kasalukuyang estado ay ang mga naghaharing uring nakikinabang sa dayuhang kontrol sa ekonomya at sa tagibang na konsentrasyon ng lupa, kapital, at likas na yaman.

Sa kasalukuyan, nagkokonsolida ang pangkating Marcos ng kapangyarihan habang nagkukumahog ang ibang mga burukrata kapitalista para sa sariling ganansya nila. Tumatalas ang mga kontradiksyong ito papasok ng halalang 2025, bilang paghahanda sa halalan sa pagkapangulo sa 2028.

Nasa kamay ni Marcos ngayon ang hindi bababa sa ₱79 bilyon na budget mula sa *confidential and intelligence funds* (₱4.5 bilyon) at sa Maharlika Investment Fund (₱75 bilyon). Kaya niya ito ipamigay sa mga kaalyado at kroni niya kapalit ng mga pabor at pabuya. Dagdag dito ang mahigit ₱1.5 trilyong budget para sa tulay at daan, na matagal nang ginagamit para sa korapsyon.

Samantala, nananatiling mabagal si Marcos na isulong ang *impeachment* kay Sara Duterte o makipagtulungan sa ICC laban kay Rodrigo Duterte, dahil nananatili ang mga elemento ng AFP na tapat sa mga Duterte. Matatandaan na linustay ng matandang Duterte ang pondo ng bayan para magsilbing padron sa mga pulis at militar upang bilhin ang katapatan nila.

Todo-kapit si Marcos sa US para pag-aasam nitong mapasunod ang AFP. Binenta niya ang soberanya ng bansa sa US para gamitin tayo bilang baseng lunsaran ng agresyon laban sa China, at ang AFP bilang pangunahing pambala sa kanyon.

Malinaw na hindi bitbit ng alinman sa dalawang kampo ang interes ng sambayanang Pilipino. Tanging ang demokratikong kilusang masa at ang rebolusyonaryong kilusan ng mamamayan ang kumakatawan sa tunay na interes ng masang anakpawis. Sa kasalukuyan, pinamumunuan ng Partido Komunista ng Pilipinas ang demokratikong rebolusyong bayan para makamit ang pambansang demokrasya at lutasin ang suliranin ng imperyalismo, pyudalismo, at burukrata kapitalismo.

Dapat natin ituon ang galit ng masa tungo sa madagundong na pampulitikang pagkilos para sa ating mga demokratikong karapatan. Dapat talakayin at ipalaganap sa pinakamawalak na hanay ng masa ang rebolusyonaryong linya at hikayatin silang lumahok sa pakikibaka. Suhayan natin ang panawagang panagutin ang mga Duterte habang sinisingil din ang rehimeng US-Marcos II.

Dapat din maging malinaw sa atin na may hangganan ang mga tagumpay na maaaring makamit sa halalang burges. Bagama't mayroong mga progresibong kandidato sa Senado at Kongreso na maaari nating suportahan, sa huling pagtatasa, larong hangal pa rin ang pag-asa sa eleksyon lamang para makamit ang makabuluhang pagbabago. Nakakamit lamang ang tunay na tagumpay sa pamamagitan ng rebolusyonaryong pakikibaka at sa paglahok sa digmang bayan sa kanayunan.

Gamitin natin ang lahat ng sandata na nasa harapan natin sa pagkamit ng mas malalaking mga tagumpay – mula sa pakikibaka sa kalunsuran hanggang sa armadong pakikibaka sa kanayunan. ▼



# Taong 2025, taon ng pagsulong ng uring manggagawa – RCTU

**Sa kabila ng walang taning na pagpapahirap ng rehimeng US-Marcos II na ipinapataw sa mga manggagawa ng Laguna, nagpapatuloy din ang pakikibaka ng uring manggagawa para sa kanilang mga demokratikong karapatan.**




*Lumahok sa pagkilos ang mga manggagawang Lagunense noong Nob. 30, 2024, kasabay ng ika-161 kaarawan ni Gat Andres Bonifacio, sa Crossing, Calamba.*

Natapos ang 2024 na tuluyang pinako ni Marcos ang mga manggagawa sa ga-mumong halaga ng sahod habang patuloy ang pagtaas ng presyo ng bilihin, matinding kontrakwalisasyon, at kawalan ng disenteng trabaho. Masahol pa, walang-umpat ang pag-apaw ng mga bulsa ng mga buwaya sa pulitika at ng mga dambuhalang negosyanteng amo nila dahil sa pagnanakaw sa linilikhang halaga ng mga manggagawa, korapsyon, kikbak, at mga proyektong neoliberal.

“Sa pagtindi ng pandaigdigang krisis bunsod ng matalas na kontradiksyon ng imperyalismo, nagkukumahog ang mga dayuhang kapitalista sa supertubo na siyang pumipiga sa dugo at pawis ng mga manggagawa kapalit ang barya-baryang sahod,” ayon kay Teodoro Miguel, tagapagsalita ng Revolutionary Council Trade Unions Laguna, ang lihim na konseho ng mga rebolusyonaryong unyon. Isa ito sa mga alyadong organisasyong bumubuo ng NDFP.

Naranasan ng mga manggagawa sa nagdaang 2024 hindi lamang ang matinding krisis sosyo-ekonomiko kundi pati mga atake sa kilusang unyon, tulad ng naging karanasan ng Golden Zone Garments, Philfoods, at Nexperia.

Sinabayan din ito ng pasistang atake ng reaksyunaryong estado. Noong Oktubre 2024, iligal na hinuli ang mga organisador ng kilusang paggawa sa rehiyon ng Timog Katagalugan na sina Maritess David at Gavino Panganiban. Tumitindi rin ang paniniktik at pananakot sa mga lider-unyonista sa probinsya tulad nina Mario Fernandez ng Technol Eight at Rhoel Alconera ng Gardenia.

Ngunit nananatiling matayog ang tindig ng masang manggagawa sa paggiit ng kanilang mga demokratikong karapatan, ayon sa RCTU. “Markado ang 2024 ng mga tagumpay ng manggagawa,” sabi ni Miguel.

Hinalimbawa niya ang mga naisarang *Collective Bargaining Agreement* sa mga unyon ng Daiwa Seiko at Technol Eight Philippines. Dagdag niya, nagsilbi ring inspirasyon ang matagumpay na pagkakaregularisa sa 22 na kontrakwal na mga manggagawa sa TEP matapos ang matagumpay na serye ng mga sama-samang pagkilos mapa-loob o labas ng kanilang pagawaan ngayong taon.

Matagumpay din ang pagpapayaman sa teoryang Marxismo-Leninismo-Maoismo ng mga rebolusyonaryong manggagawa. Nakapagtapos ng Batayang Kurso ng Partido ang ilang mga miyembro ng kilusang lihim sa probinsya. Kabilang din sa mga nailunsad na pag-aaral ay ang mga pag-aaral na nakabalangkas sa kurikulum para sa kilusang pagwawasto.

“Ang mga ito ang nagpahigpit ng pagyakap sa programa ng demokratikong rebolusyong bayan ng mga manggagawa at sa kanilang makasaysayang papel sa pagtatagumpay ng rebolusyon,” ani Miguel.

Handa ang rebolusyonaryong kilusan ng manggagawa na "tanggapin ang dakilang hamon ng Partido Komunista ng Pilipinas sa ika-56 na taon nito," batid ng RCTU. "Tiyak na magpapatuloy ang pagpapalapad ng lambat ng kilusang lihim sa pagbubuo ng mga Pulang Brigada ng Manggagawa hanggang sa pagkamit ng ganap na Rebolusyonaryong Unyon sa mga pabrika at pagawaan," ani Miguel. "Isisikad nito ang pagdaluyong ng kilusang paggawa sa probinsya na direktang nag-aambag sa pagpaparami ng pwersa ng mga pulang mandirigma sa kanayunan upang isulong ang armadong pakikibaka."

Dagdag niya, “Tapat at nagsusumikap ang hanay rebolusyunaryong manggagawa na tumalima sa ikatlong kilusang pagwawasto sa pangunguna ng Partido. Batid ng bawat isa ang kahalagahan para magwasto at magpasiyang sumulong para sa ganap na paglaya ng lipunan mula sa kawing ng imperyalismo, pyudalismo, at burukrata-kapitalismo.” ▼

# Ang pakikibaka ng mga mangingisda sa lawa ng Laguna

**Matapos ang mahabang paglalakad papasok sa isang eskenita ng isang purok ng Calamba: lagpas-tuhod na baha ang sasalubong sa'yo; pa'no ba naman at limang bagyo ang dumaan sa kanilang lugar ngayong taon. Mayroong tatlong tao na nakatambay sa isang tindahan: dalawang kananayan at isang mangingisda. Paglapit lamang sa kanila, kinumusta na agad sila. Unang sumagot ang dalawang kananayan – "Okay naman, nagtitiis na lamang sa sitwasyon para mabuhay sa araw-araw." Mangingisda ang kanilang mga asawa, habang manininda naman sila. Danas ang kahirapan ng kanilang sitwasyon lalo na ang kahirapan na makapangisda ng kanilang asawa dahil sa lakas ng alon ng lawa.**




*Pagkilos ng Save Laguna Lake Movement bilang bahagi ng Southern Tagalog People's Caravan noong Hulyo 2024.*

May ilang beses na kumikita sila ng dalawa hanggang tatlong libong piso (₱2,000 - ₱3,000). Ito ay kung maganda ang huli sa dagat – dagat ang tawag ng mga lokal sa Lawa ng Laguna – at kung mauubos ang benta sa araw na iyon. Madalas sa tabing daan lang din nila linalako ang mga isda: tilapia kadalasan, minsan ay mayroon ding bangus.

Kapag tag-ulan, mahina ang huli. Lalo na kapag panahon ng amihan at masyadong mataas ang alon sa dagat para makapangisda, o kaya nama'y nasisira ang mga baklad. Nang dumaan ang bagyong Kristine, maraming isda ang inanod at madaling mahuli, pero bagsak presyo na ito. Binebenta nila ng sampu o 20 piso kada kilo, o minsan pa nga'y limang piso lang o libre nalang na pinapamigay.

Kapag ganiyan, naghahanap ng ibang trabaho ang mga residente. Pumapasok sa paglalaba ang kananayan habang naghahanap ng trabaho ang mga kalalakihan sa konstruksyon o kaya'y sa mga pagawaan na malapit.

Sabi ni Tatay, pangingisda na talaga ang pangunahing hanapbuhay sa kanilang lugar bilang nasa tabing lawa sila. Lumaki siya sa baybay-lawa at minana ang pangingisda mula sa kaniyang ama. Sa komunidad nila, masasabi na ang bawat pamilya ay may mga mangingisda. Nasa 200 ang kasapi ng lokal na balangay ng Fisheries and Aquatic Resources Management Council (FARMC) sa kanila, ang lokal na ahensya ng pamahalaan na nangangasiwa sa usapin ng pangingisda at pangangalaga ng lamang-dagat sa Pilipinas. Lahat ng mangingisda sa kanila ay lalaki, bukod sa nag-iisang babaeng mangingisda.

"Ngayon na lamang bumaha sa amin ng ganito matapos ang tatlong taon," sabi ni Tatay. Hindi nila matukoy kung ano ang dahilan nito, lalo na't wala naman konsultasyon mula sa barangay sa kanilang lugar. Aabutin ng ilang buwan ang baha mula sa kanila, lalo na't sunod-sunod ang mga bagyong dumating sa bansa. Sila lamang ang naiwan sa kanilang lugar; hindi na sila nakapunta sa *evacuation center* dahil na rin sa limitado lamang ang kasya. Hindi rin madadala ang kanilang mga importanteng kagamitan, kaya mas pinili nila magpaiwan at mamuhay sa kalagitnaan ng baha.

### *Mga nakaaambang proyekto*

Nakaamba ang malaking bantang masira ang kabuhayan ng mga mangingisda at ang komunidad sa Lawa ng Laguna dahil sa mga proyektong makakasira sa kalikasan at kabuhayan ng mamamayan. Sa ngayon, magkasabay na rinaratsada ng rehimeng US-Marcos II ang *Laguna Lakeshore Road Network* at ang *Floating Solar Panel Farm Project* nito sa lawa. Ayon sa pamahalaan, magiging malaking pabuya ang mga proyektong ito para sa negosyo at pamumuhunan ng mga dayuhan.

Mula sa mga proyektong ito, maaaring magdulot din ito ng polusyon sa tubig at sa watershed area. Layunin ng LLRN na magtayo ng highway mula sa Taguig hanggang Calamba para sa Phase 1

> Kung titingnan nila paglipas ang lima, sampu, o ilang dekada man – magagawa pa kaya nila makapagsagwan sa lawa ng Laguna? Magagawa pa ba nila makahuli ng isda upang ibenta para may maihain sa kanilang mesa?

nito, at mula Bay hanggang Antipolo, Rizal para sa Phase 2. Kung sakali, daan-libong pamilya ang mapapalayas kapag natuloy ang proyekto; kabilang na sina Tatay.

Ang Floating Solar Panel Farm naman ay proyektong binibida ng rehimen bilang "pinakamalaki sa buong Asya." Sasaklawin nito ang 2,000 ektarya ng lawa, sa mismong pinaglalautan ng mga mangingisda mula sa bayan ng Cabuyao hanggang Paete. May mga nakatayo nang panel para sa *pilot testing* sa Bay. Sabi ng mga residente, halos kalahati sa mga panel na ito ay nasira na dahil sa alon at bagyo. Bukod pa rito, problema rin ng mga mangingisda na kailangan nilang lumayo pa lalo para lang makahuli at makapagtayo ng mga baklad.

Pinopondohan ang parehong proyekto ng dayuhang kapital. Sa kaso ng LLRN, nakabalangkas ito sa programang "Build Better More" ng rehimeng US-Marcos II, na minana nito mula sa "Build-Build-Build" ni Duterte. Mula sa Asian Development Bank ng Japan ang pondo para sa proyekto na pinangangasiwaan ng Department of Public Works and Highways.

May galamay din ang ADB sa Floating Solar Panel Farm Project, bagama't hinati-hati ang kontrata nito sa tatlong korporasyon: 800 na ektarya sa ACEN, na pagmamay-ari ng mga Ayala, 200 ektarya sa dayuhang Vena Energy, at 1,000 ektarya na nakakontrata sa Sun Asia Energy. Kasosyo ng Sun Asia Energy ang Blueleaf Energy, na pagmamay-ari ng Australian na bangkong Macquarie Group.

Samu't saring dahilan ang mayroon kung bakit nakakaranas ng ganitong delubyo ang mga mangingisda at mamamayan mula sa tabing lawa, ngunit nauuwi pa rin ito sa neoliberal na pamamalakad ng ekonomya na nagsisilbi sa interes ng dayuhang imperyalismo. Matagal nang biktima ng neoliberalismo ang lawa ng Laguna: mula sa diktadurang Marcos Sr. hanggang sa kasalukuyan, tuloy-tuloy ang mga proyektong imprastruktura at eko-turista sa lawa, na sa huli'y dahan-dahang pumapatay dito.

Ngayon, mula sa dating mayaman at masaganang lawa, mabilis ang pagkaubos ng mga isda dito, unti-unting lumiliit at nalilimitahan ang mga erya na pangisdaan ng mga lokal, at tumindi ang pagbaha sa tabing lawa. Mula sa 23 na klase ng isda sa lawa, 17 dito ay naubos na dahil sa polusyon at pagpasok ng mga invasive species tulad ng tilapia. Hindi rin nakakadaloy nang maayos ang tubig mula sa lawa ng Laguna papuntang Ilog Pasig dahil sa Napindan Channel; nagdulot ito ng pagbaha sa erya at paglimita sa mga nahuhuling isda; lalo na ang matinding paglaganap ng mga *invasive fish* tulad ng knife fish at janitor fish.

### *Nakikibaka ang mamamayan*

Samu't sari rin ang batayan para lumaban at makibaka ang mga mangingisda sa baybay lawa ng Laguna. Napako lamang ang lahat ng mga pangako ng mga nakaupong burukrata at reaksyunaryo sa estado. Tinuturuan mismo ng kalagayan sa lawa ang mga mangingisda na hindi pwedeng manahimik lamang at tanggapin ang kalagayan nila: kailangan din nilang lumaban.

Hindi na bago kanila Tatay ang ganitong mga pagbabanta. Noon pa man, nagawa na nilang kumilos upang pigilan ito lalo na't danas nila ang pagdurusa mula sa nagdaang proyekto: "Bakit hindi namin ipaglalaban? Ano pa ang matitira sa amin kung hindi?"

Napatunayan na rin ng mamamayan na kapag nagkaisa sila't lumaban, nakakamit ang tagumpay. Tinangka na noon ng rehimeng US-Arroyo na magtayo ng proyektong highway sa tabing lawa ng Laguna. Napigilan ito dahil sa pagkilos ng mamamayan: mula Laguna ay naglunsad sila ng fluvial protest patungong Ilog Pasig at hanggang sa harap ng Malacañang mismo.

Tinangka muli ng rehimeng US-BS Aquino ang proyekto, at muling matagumpay na napigilan ito ng mamamayan. Nabuo ang alyansang Save Laguna Lake Movement na nanguna sa gawaing propaganda, edukasyon, pag-oorganisa, at pagpapakilos sa mga mangingisda sa baybay lawa. Sa huli, nakansela ang proyekto dahil nailantad ang mapanirang epekto nito sa kalikasan.

Kung titingnan nila paglipas ang lima, sampu, o ilang dekada man – magagawa pa kaya nila makapagsagwan sa lawa ng Laguna? Magagawa pa ba nila makahuli ng isda upang ibenta para may maihain sa kanilang mesa? Mula sa dating mayaman at masaganang lawa ay mabilis ang pagkaubos ng mga isda nito.

Tunay na mayaman ang Pilipinas – sa likas na yaman, kultura, at marami pa; ngunit naghihirap naman ang sambayanang Pilipino dahil sa mga mapanirang proyektong pinakikinabangan ng kapitalista, imperyalista, at mga buwaya sa pamahalaan. Hangga't hindi nalalansag ang bulok na sistemang ito, mananatiling pinahihirapan nito ang masang anakpawis, kagaya na lamang ng mga mangingisda sa lawa ng Laguna. Tanging sa tagumpay ng pambansa-demokratikong rebolusyon mararanasan ng mamamayan ang kaginhawaan mula sa imperyalismo, pyudalismo, at burukrata kapitalismo.

Simple lang naman din ang hinahangad ng mga mangingisda at mamamayan ng baybay-lawa na katulad ni Tatay: masaganang huli, malinis na lawa, at nakabubuhay na hanapbuhay. ▼

# Pasya: pagpupugay kay Allyssa "Ka Ilaya" Lemoncito, martir ng sambayanan at bayani ng Laguna

**Ano ang nagtutulak sa isang tao para magpasyang tahakin ang daang hindi pangkaraniwan?**

Para kay Allyssa Lemoncito, o mas kilala ng mga kaibigan niya bilang Ally, madali lamang siyang nakapagpasya nang makilala niya ang Bagong Hukbong Bayan. Matagal nang nasa diwa niya ang paglingkod sa kapwa. Ito ang nagtulak sa kanya na maging bahagi ng rebolusyonaryong kilusan, at sa paglaon, sumapi sa Partido at maging Pulang mandirigma.

Pinanganak si Ally sa Makati ngunit lumaki siya sa Santa Rosa, Laguna, mula sa hanay ng mababang petiburgesya. Nagtatrabaho ang nanay niya bilang kasambahay habang ang tatay naman niya ay nagtatrabaho sa punerarya. Sa kabila ng krisis ng malapyudal na ekonomya at ang kawalan ng disenteng trabaho at nakabubuhay na sahod, napag-aral nila si Ally at ang nakababata niyang kapatid.

Unang nakapag-ahita kay Ally ang resulta ng halalang 2019, nang lantarang dinaya ng rehimeng US-Duterte ang eleksyon para mapaupo ang mga tuta nito sa Kongreso at Senado. Mula rito, naging interesado si Ally na makialam sa mga isyung panlipunan. Pagpasok ng 2020, mismong naranasan ng pamilya ni Ally ang palpak na tugon ni Duterte sa pandemyang Covid-19, partikular sa naging epekto nito sa edukasyon.



Ang mismong krisis ng lipunang Pilipino na pinatindi ng reaksyunaryong estado ang unang nagtulak kay Ally na sumali sa isang organisasyong masa. Naging aktibo siya sa mga *online* na talakayan habang pinapamalas din niya ang kanyang kakayahan sa pagsusulat para sa gawaing propaganda. Nang lumuwag ang mga restriksyon ng *lockdown*, agad ding naging aktibo si Ally sa paglubog sa mga komunidad sa Laguna.

Sa direktang paglubog sa mga komunidad, napatunayan ni Ally sa sarili niya na hindi lamang teorya ang mga pag-aaral na nakuha niya sa *online*. Nakita niya mismo ang kalagayan ng iba't ibang sektor sa probinsya, at higit sa lahat, ang kawastuhan ng demokratikong rebolusyong bayan bilang sagot sa batayang krisis panlipunan ng bansa. Dito nabuo ang pasya niya na maging kasapi ng Makabayang Kilusan ng Bagong Kababaihan.

Bilang kasapi ng MAKIBAKA, naging aktibo si Ally sa pagpapalaganap ng rebolusyonaryong linya. Bukod sa gawaing propaganda, naging aktibo rin siya sa pag-oorganisa ng rebolusyonaryong kilusang lihim sa hanay ng mga kababaihan. Sa paglaon, tinanggap ni Ally ang hamon na maging kasapi ng Partido Komunista ng Pilipinas. Ginamit niya ang pangalang Ka Seda bilang pangalan niya sa pakikibaka.

Masikhay na gumampan si Ka Seda sa gawaing pang-ideolohiya, pampulitika, at pang-organisasyon sa loob ng Partido. Aktibo niyang tinanggap ang mga tungkulin para palakasin ang rebolusyonaryong kilusan ng kababaihan sa lalawigan kasabay ng pagbubuo ng kilusang lihim sa kalunsuran ng Laguna.

Sa ika-53 na anibersaryo ng Partido, sumama si Ka Seda sa isang *exposure trip* papunta sa isang larangang gerilya para makiisa sa pagdiriwang kasama ang Bagong Hukbong Bayan. Dito niya lubusang nakilala ang BHB at nakita mismo kung paano yinayakap ng masang anakpawis ang matagalang digmang bayan.

Tumugon si Ka Seda sa panawagan ng Partido na palakasin ang Hukbo at dalhin ang armadong pakikibaka tungo sa mas mataas na antas. Nagpasya siyang magpaiwan sa larangan at sa paglaon ay naging isang pultaym na mandirigma ng BHB.

Sa BHB, lumahok siya sa gawaing pag-oorganisa sa mga magtutubo sa Batangas. Labis na minahal at yinakap siya ng masa bilang si Ka Ilaya. Naging kabahagi siya ng gawaing pagmulat, pag-organisa, at pagpapakilos sa mga magtutubong apektado ng pagsara ng Central Azucarera de Don Pedro, habang katuwang din siya ng pagbubuo ng mga baseng masa at mga kampanyang masa sa kanayunan.

Nasawi si Ka Ilaya noong Disyembre 17, 2023 sa bayan ng Balayan. Isa siya sa anim na martir ng BHB at dalawang sibilyan na pinaslang ng berdugong militar.

Mula sa mga komunidad ng Laguna hanggang sa kanayunan ng Batangas. nakilala si Ka Ilaya bilang masiyahin at mapagkasamang tao. Palabiro siya sa mga kasama ngunit seryoso sa pagtupad ng gawain. Bagama't may mga pangamba kapag may bagay na hindi alam, hindi niya hinayaang manguna ito sa pagsubok sa mga atas na binibigay sa kanya.

Ano ang nagtutulak sa isang tao na magpasya? Para kay Ka Ilaya, malinaw ang sagot: ang buong-pusong paglingkod sa sambayanan para sa tagumpay ng demokratikong rebolusyon ng bayan, buhay man ang ialay. ▼

# Bakit yinayakap ng mga magsasaka ang rebolusyong agraryo?



**Sa buong Pilipinas, libu-libong magsasaka ang bumabangon at yumayakap sa Rebolusyong Agraryo (RA) bilang solusyon sa krisis na kinakaharap nila.** Sa kanayunan, sinusulong ng masang magsasaka ang minimum at maksimum na programa ng RA kasama ang Bagong Hukbong Bayan at ang Partido Komunista ng Pilipinas bilang pagpanday ng sariling kapangyarihang pampulitika at pagtangan sa demokratikong rebolusyon ng bayan.

Kailanma'y walang programa para sa tunay na repormang agraryo ang mga reaksyunaryong estado. Nananatiling hawak ng iilang mga panginoong maylupa ang kalakhan ng lupang sakahan sa bansa, na siyang kumokontrol rin sa reaksyunaryong estado at ng mga batas nito.

Kaya kahangalan ang "panata" ng rehimeng US-Marcos II na makakamit ang repormang agraryo bago matapos ang termino nito sa 2028. Sa ilalim ng rehimen niya, naging talamak ang mga pagbawi ng mga *Certificate of Land Ownership Award* (CLOA) mula sa mga magbubukid kasabay ng pagsulong ng programang SPLIT ng World Bank para buwagin ang mga CLOA ng mga magsasaka.

Pinapatunayan ng kasaysayan na tanging sa pagsulong lamang ng rebolusyonaryong kilusang anti-pyudal nakakamit ang mga tagumpay para sa mga magbubukid.

Sa loob ng 56 taon, pinamumunuan ng PKP, katuwang ang BHB at ang Pambansang Katipunan ng Magbubukid ang pagsulong ng anti-pyudal na kilusang masa. Binubuo ito ng libu-libong magsasakang nagpasya na isulong ang linya ng demokratikong rebolusyon. Ang iba ay sumasapi sa Hukbo bilang mga lokal na yunit gerilya at maging mga pultaym na pulang mangdirigma.

Ilang mga halimbawa lamang ng tagumpay ng RA ay ang 16,605 na ektarya ng lupa ang nakumpiska at naipamahagi sa 5,000 libong pamilya ng magsasasaka sa Masbate; ang 12,000 ektarya ang nakumpiska sa Silangang Visayas; ang 2,541 ektarya naman ang na-okupahan ng 7,000 libong pamiya sa Mindoro at 2,000 ektarya ang nakumpiska at kasalukuyan nang binubungkal ng 1,000 pamilya sa Gitnang Visayas at Negros.

Nakakamit ang mga tagumpay na ito dahil sa mahigpit na pagyakap ng masang anakpawis sa Partido, BHB, at sa linya ng DRB. Sa kanayunan, tinatayo ang mga baseng purok at mga komiteng rebolusyonaryo na nagsusulong ng RA kasabay ng iba pang mga kampanyang masa.

Dahil hindi basta-basta isusuko ng mga PML ang kanilang kapangyarihan, ginagamit nito ang lahat ng pamamaraan para supilin ang mga magsasakang lumalaban para sa kanilang karapatan sa lupa. Ngunit kailanma'y hindi nagtatagumpay ang mga huwad na kampanyang kontra-rebolusyonaryo.

Bagama't may mga pag-atras mula sa mga tagumpay ng RA dulot ng hagupit ng pasistang estado at ng mga internal na kamalian, mulat na bitbit ng rebolusyonaryong kilusan ang pangngailangang magpuna at magwasto para sa patuloy na pagsulong ng mga mas malalaking tagumpay.

Patuloy na lumalawak ang rebolusyon sa kanayunan at bukas ito sa mga nais maging maging bahagi nito. Mapapasakamay lamang sa mga masang anakpawis ang tunay na repormang agraryo sa oras na bagtasin natin ang landas ng pambansa-demokratikong rebolusyon patungo sa isang lipunang sosyalista. ▼

## Ano ang rebolusyong agraryo?

Ang pagpapatupad ng Rebolusyong Agraryo (RA) sa kanayunan ay isa sa tatlong sangkap ng demokratikong rebolusyon ng bayan, kasabay ng paglulunsad ng armadong pakikibaka at ng pagbubuo ng mga baseng masa. Susi ang RA para lutasin ang pangunahing problema ng masang magsasaka sa kanayunan — ang pyudal na pagsasamantala at ang kawalan ng sariling pag-aari sa lupa.

Sa kanayunan, sinusulong ng Pambansang Katipunan ng Magbubukid (PKM) ang RA katuwang ang Bagong Hukbong Bayan at ang mga itinatatag na Organo ng Kapangyarihang Pampulitika, na nagsisilbing binhi ng demokratikong gubyernong bayan.

RA ang bumubuo sa rebolusyonaryong kilusang anti-pyudal sa kanayunan. Saklaw nito mula ang minimum na programa ng pagpapataas ng presyo ng produktong agrikultural at pagpapaba ng presyo ng kagamitan, hanggang sa maksimum na programa ng libreng pamamahagi ng lupa sa mga nagbubungkal.

Nagiging matagumpay lamang ang kampanya para sa RA sa pamamagitan ng pagsalig ng masa sa BHB bilang tagapagtanggol nito habang binubuo ang malawak at malalim na kapangyarihang pampulitika sa kanayunan.

# Mangahas tayong magwasto, makibaka, at magtagumpay, kabataan!

*Pahayag ni Victoria Madlangbayan, tagapagsalita ng Kabataang Makabayan Laguna*

Itinatag noong Nobyembre 30, 1964, ang **Kabataang Makabayan** ay ang rebolusyonaryong organisasyon ng kabataan na nagsusulong ng linya at programa ng demokratikong rebolusyon ng bayan. Isa ang KM sa mga alyadong organisasyong bubumuo sa NDFP.




**Rebolusyonaryong pagbati, kabataan!**

Simula na ng bagong taon, pero tila'y hindi nagbabago ang kalagayan ng sambayanang Pilipino. Kung tutuusin, palala pa nga nang palala ang malakolonyal at malapyudal na krisis ng lipunan natin. Nariyan pa rin ang mababang pasahod, tumataas na presyo ng bilihin, kawalan ng lupa, disenteng trabaho, panirahan, at serbisyong panlipunan.

Marami sa atin ngayon ang haharap sa bagong semestre. Sasabak nanaman tayo sa edukasyong kolonyal, komersyalisado, at pasista. Isasaksak sa atin ang edukasyon at kulturang burges, reaksyunaryo, at nagtuturo na sumunod na lamang sa awtoridad ng naghaharing uri.

Mas marami sa atin ang hindi makakapag-aral dahil sa kawalan ng oportunidad at sa kahirapan. Sa kalunsuran, madali tayo maging biktima ng kulturang makasarili, liberal, at dekadente; kung kaya't marami sa atin ang nalululong sa anti-sosyal na gawain tulad ng droga, prostitusyon, at iba pang krimen. O kaya nama'y tinuturo sa atin na ayos lamang hindi makialam at makilahok sa usaping pampulitika, at tuunan na lamang ng pansin ang pansariling interes.

Sa kanayunan, marami sa atin ang lugmok sa kahirapan. Maraming hindi na nakakaabot sa mas mataas na pag-aaral dahil kinakailangang magtrabaho na lamang. Marami ang biktima ng makaluma at pyudal na kaisipan tulad ng mga pamahiin, bulag na pagsunod sa awtoridad, pagtingin sa sarili na maliit at walang magagawa, at ang mababang pagturing sa kababaihan at LGBT.

Pero ang bagong taon, ika nga, ay bagong pagkakataon din para sa pagbabago. Walang bagay na tigil, at ang lahat ng luma ay napapalitan ng bago. Hamon sa atin ngayon, kung paano natin babaguhin ang lipunang ginagalawan natin.

**I-deklara natin ang taong 2025 bilang taon ng paglaban!** Tayo ang nasa pinakahandang edad para makibaka. Bitbit natin ang rebolusyonaryong tradisyon nina Andres Bonifacio, Emilio Jacinto, Edgar Jopson, Lorena Barros, Eman Lacaba, at ng laksa-laksang militanteng kabataang nauna sa atin. Tayo ang pinakahanda rin para lansagin ang luma, mapang-api, at nabubulok na sistemang panlipunan at itayo mula rito ang isang bago, mapagpalaya, at sosyalistang lipunan.

Tungkulin natin ngayon na bitbitin ang panawagan ng rebolusyon. Sa kanayunan at kalunsuran ng Laguna at sa buong bansa, makikita natin ang bakas ng rebolusyonaryong kabataan — sa mga paaralan, mga pagawaan, komunidad, bukirin, hanggang sa mga larangang gerilya at mga Pulang purok.




Patuloy nating aralin at suriin ang lipunan at rebolusyong Pilipino. Palakasin natin ang rebolusyonaryong kilusan ng kabataan sa ating lalawigan, at pasiklabin natin ang apoy ng paglaban sa Laguna.

Patuloy nating iwasto ang ating mga pagkakamali at bakahin ang mga liberal at petiburges na tendensyang itinulak sa atin mula pagkabata. Makilahok tayo sa batayang masa at sa kanilang pakikibaka. Iwaksi natin ang indibidwalismo, suhetibismo, at pagiging makasarili. Magpuna at magwasto tayo upang makalas natin ang mga kalawang sa sarili natin at mapanday natin ang mas matibay na rebolusyonaryong kilusan ng kabataan.

Isulong natin ang rebolusyong pangkultura bilang bahagi ng demokratikong rebolusyong bayan. Sa kanayunan at kalunsuran, magluwal tayo ng puu-puo at libu-libong kabataang propagandista, edukador, at ahitador. Higit sa lahat, tanganan natin ang panawagan ng kanayunan at sumampa sa Bagong Hukbong Bayan. Tanging sa pagsikad ng armadong pakikibaka lamang natin mababago ang tagibang na timbangan ng lakas sa pagitan ng reaksyunaryong estado at ng mga rebolusyonaryong pwersa.

**Ang bagong taon ay bagong pagkakataon para sa pagsulong ng rebolusyon!** ▼

# Deklarasyong 'insurgency-free' ang Laguna, hungkag at walang batayan

**Hungkag at walang batayan ang propaganda ng reaksyunaryong estado at ng Armed Forces of the Philippines na wala na ang rebolusyonaryong kilusan sa probinsya ng Laguna.**

Sunod-sunod ang pagdeklara ng AFP, kasama ang mga lokal na pamahalaan, na nakamit na ang "*stable internal peace and security*" sa kanilang mga munisipalidad nitong mga nakaraan. Pinagmamalaki ng mga reaksyunaryo na nalipol na ang presensya ng Bagong Hukbong Bayan sa mga lugar nila, at di umano'y hindi na tinatangkilik ng masa ang hukbo.

Ngunit nitong Nobyembre 28 lamang, naganap ang insidente ng pamamaril ng 80th Infantry Battalion sa Brgy. Bacong-Sigsigan, Famy, kung saan namartir ang isang magiting na pulang kumander na si Susan "Ka Gemma" Ritual.

"Isang malinaw na patunay ito na bagamat may kaswalti sa hanay ng BHB ay hindi nagtatagumpay ang militar sa kanilang layunin na durugin ang rebolusyonaryong kilusan," banggit ni Malaya Asedillo, tagapagsalita ng National Democratic Front of the Philippines Laguna.

Ipinunto rin ni Asedillo na "hindi lamang sa presensya ng Hukbo nasusukat ang rebolusyonaryong kilusan," at binanggit na nananatiling masigla ang mga balangay at kasapi ng mga kilusang lihim sa buong probinsya.

Nananatili ang rebolusyonaryong kilusan sa Laguna sa kabila ng tumitinding militarisasyon sa komunidad na nagdudulot ng malawakang paglabag sa International Humanitarian Law.

Sa Brgy. Balian, Pangil, naging agresibo ang militarisasyon sa ilalim ng 1st Infantry Battalion. Kinampuhan ng mga sundalo ang mga pampublikong pasilidad tulad ng mga barangay hall, paaralan, at maging ang mga tahanan ng sibilyan. Iniulat din ng mga residente ang sapilitang interogasyon at *red-tagging*, o pagbansag sa mga sibilyan bilang kasapi ng rebolusyonaryong kilusan, ng mga magsasaka at lider ng komunidad.

Bawal sa ilalim ng IHL ang paggamit ng mga sibilyang estruktura para sa operasyong militar.

Sa Brgy. Casile, Cabuyao, ginagamit ng AFP ang lakas-militar upang suportahan ang Santa Rosa Realty Development Corporation sa iligal na pagkuha ng lupang sakahan. Sapilitang pinapalayas ang mga magsasakang matagal nang nagbubungkal ng lupa para bigyang-daan ang mga proyektong komersyal.

Naitala rin ang mga kaso ng paglabag sa karapatang pantao at panunupil sa progresibong kilusang masa sa probinsya. Ginagamit nilang taktika ang red-tagging para palabuin ang pagkakaiba ng demokratikong kilusang masa at ng rebolusyonaryong kilusan. Linalabag nito ang karapatan ng mga sibilyan sa panahon ng digmaan.

Sa Cabuyao at Santa Rosa, sunod-sunod ang mga kaso ng pagbabahay-bahay at pananakot sa mga unyonistang nakikibaka para sa umento sa sahod at regularisasyon. Sa iba't ibang bayan, pamantasan, pagawaan, at komunidad, laganap ang mga red-tagging seminar na layuning ilayo ang masa mula sa pakikibaka para sa kanilang karapatan.

Pinipilit din ng AFP na makapasok sa mga pamantasan

*Sundan sa p. 11*

**Unyon ng Nexperia, depensahan, ipaglaban!** Tinanggal ang apat na opisyales ng Nexperia Philippines Inc. Workers Union, Dis. 12, 2024, kabilang ang Pangulo ng unyon na si Mary Ann Castillo. Ang tanggalang ito ay matapos maghain ng *Notice of Strike* ang unyon dahil sa kanilang CBA deadlock. Nagmamatigas ang management ng Nexperia na magbigay lamang ng 17 pisong dagdag sahod; malayo sa hinihingi ng unyon na 50 piso kada taon. ▼

**Aboitiz, peste sa sakahan!** Patuloy na tinututulan ng mga magsasaka ng Brgy. Casile, Cabuyao ang tangka ng Aboitiz Construction na palayasin sila sa kanilang mga sakahan upang magbigay-daan sa CALAX-Cabuyao Road Project, sa kabila ng pananakot at pandarahas sa kamay ng bayarang Emirates Security Agency. Mahigit 100 taon nang nakatira sa Casile ang pamilya ng mga magsasaka doon. Noong 1947, inagaw ng pamilya Yulo ang lupang Casile at ginawa itong bahagi ng Hacienda Yulo. ▼

**Modus na 'hatid-libing' ng AFP, kinundena**. Kinundena ng grupong Karapatan ang taktika ng AFP ng panggigipit sa pamilya para sumama sa kanila na kuhanin at ilibing ang mga kaanak nilang pinaslang. Pagbabalat-kayo ito para magmukhang 'disente' at 'sumusunod sa IHL' ang militar habang binabraso rin nila ang mga pamilya na lumahok sa propaganda ng mga berdugo, ayon sa grupo. ▼

**Kabataang Makabayan, 60.** Pinagdiwang ng KM ang ika-60 na anibersaryo ito noong Nob. 30, 2024. Sa loob ng 60 na taon, hustong nag-ambag ang KM ng laksa-laksang kabataang tumahak sa landas ng proletaryong rebolusyon. Mula noon hanggang ngayon, susi ang mga kadre ng KM sa patuloy na pagsulong ng pambansa-demokratikong rebolusyon. Hamon ngayon sa KM na patuloy na pandayin ang kabataan-estudyante tungo sa bagong demokratikong rebolusyon. ▼

**Matagumpay na kampuhan sa riles**. Tagumpay na nagbarikada ang mga maralita sa tabing-riles ng Brgy. Nueva at Brgy. Fatima, San Pedro, Okt. 18, 2024 para tutulan ang pagpapalayas kaugnay ng planong modernisasyon ng PNR. Giniit ng mahigit 300 na maralita ang kanilang karapatang hindi palayasin hangga't walang tiyak na malilipatan, na napagtagumpayan nila matapos ang sama-samang pagkilos. ▼

**Impeach Sara Now!** Naghain ng *impeachment* complaint ang 74 na indibidwal at kinatawan ng mga progresibong organisasyon laban kay VP Sara Duterte, Dis. 4, 2024. Pangunahing batayan nila ang pagnanakaw ni Duterte sa mahigit ₱612.5 milyong *confidential and intelligence funds* ng DepEd at OVP, na dahilan para masabing nagkaroon ng *betrayal of public trust*. ▼

**Communist Party of India (Maoist), 24.** Ginunita ng CPI (Maoist) ang ika-24 na anibersaryo ng kanilang Partido sa pamamagitan ng isang linggong pagdiriwang mula Dis. 2 hanggang Dis. 8, 2024. Sa nagdaang taon, pinangunahan ng CPI(M) at hukbo nitong *People's Liberation Guerrila Army* ang digmang bayan sa India. Hinimok ng CPI(M) ang kasapian nito at mandirigma ng PGLA na pagitingin ang pakikibaka, magwasto, at sumulong. ▼

*Deklarasyong 'insurgency-free' ...*

sa pamamagitan ng pagpasa ng resolusyon sa panlalawigang *Peace and Order Council* na magpapahintulot sa kanila na magturo ng mga klase tungkol sa 'seguridad at kapayapaan.'

Malaganap din ang panggigipit sa mga aktibista at pagkilos ng mamamayan. Isang maruming taktikang ginagamit ng PNP ay ang paggamit ng mga *checkpoint* para harangin ang mga nagpoprotesta, o ang paggiit na kailangan ng *permit* o anumang papeles para makapaglunsad ng mobilisasyon.

Sa kabila ng malawakang pananakot, nananatiling malapit sa masa ang rebolusyon. "Ang BHB ang tunay na nakikinig sa amin. Sila ang tumutulong sa aming ipaglaban ang lupa," dagdag ng isa pang residente mula sa Balian.

Bagama't may mga pag-atras, nananatiling sumusulong ang rebolusyonaryong kilusan sa lalawigan. Nagpapatuloy ang pagtalima nito sa kilusang pagwawasto habang pinamumunuan ang pakikibaka sa kanayunan at kalunsuran.

Kinundena naman ng NDFP Laguna ang walang-habas na paglabag ng AFP at PNP sa sarili nitong mga batas at sa IHL. Ayon kay Asedillo, ginagamit ng estado ang dahas laban sa mga sibilyan para patahimikin ang lehitimong paglaban ng mamamayan.

"Ang ginagawa ng militar ay malinaw na paglabag sa mga prinsipyo ng International Humanitarian Law," aniya. "Ang paggamit ng mga sibilyan bilang target ng operasyong militar at ang pagsasabwatan sa mga korporasyon ay hindi lamang imoral kundi iligal din sa ilalim ng pandaigdigang batas."

Dagdag ni Asedillo, pagtalikod ang ginagawa ng AFP at ng rehimeng US-Marcos II sa mga naunang hakbang nito na buksan muli ang usaping pangkapayapaan sa pagitan ng GRP at NDFP. "Sadyang hindi interesado si Bongbong na ugatin at lutasin ang armadong sigalot sa kanayunan – ang matinding kahirapan, hindi pagkapantay-pantay, at panghihimasok ng imperyalismo," batid niya.

Patuloy na nananawagan ang mamamayan na panagutin ang AFP at PNP para sa mga paglabag nito sa karapatang pantao. Sa gitna ng ligalig, nananatiling matatag ang masang anakpawis ng Laguna at patuloy na kumikilos para ipaglaban ang kanilang karapatan at kagalingan. ▼




# KALENDARYO NG BAYAN

## ENERO

**19** — 2020: Pinaslang ng mga elemento ng AFP sina **Emerito Pinza** at **Romy Candor**, mga organisador ng magsasaka sa Kalayaan, Laguna.

**23** — 1987: **Mendiola Massacre**. 13 na magsasaka ang namatay matapos i-disperse ang hanay nila sa Maynila. Panawagan nila ang tunay na reporma sa lupa.

**20** — 2001: **EDSA Dos**. Napatalsik si Joseph Estrada matapos ang 3 araw na pagkilos ng mamamayan para patalsikin siya dahil sa korapsyon at katiwalian.

**26** — 1970: SONA ni Marcos Sr. Sinalubong ito ng malawak na protesta ng KM/SDK at naging simula ng **First Quarter Storm.**

## PEBRERO

**1** — 1971: Simula ng **Diliman Commune**. 9 araw nagbarikada ang mga estudyante ng UP bilang pakikiisa sa welga ng mga tsuper laban sa taas-presyo ng langis.

**2** — 1902: Itinatag ang **Union Obrero Democratica**, ang unang pederasyon ng mga unyon ng manggagawa sa Pilipinas.

**4** — 1899: Simula ng **Digmaang Pilipino-Amerikano**. Nagresulta ito sa pagkamatay ng mahigit 250,000 na Pilipino at ang kolonyal na paghahari ng US sa bansa.

**8** — 1939: Pinanganak si **Jose Maria Sison**, rebolusyonaryong tagapagtatag ng **Kabataang Makabayan** at ng **Partido Komunista ng Pilipinas**.

**25** — 1986: **EDSA People Power Uprising**. Napatalsik si Ferdinand Marcos matapos ang malawakang pagkilos ng mamamayan.

## MARSO

**7** — 2017: Namartir si **Jeramie "Ka Ash" Garcia**, kabataang maralita ng Laguna na nagpasyang sumapi sa BHB. Namartir siya sa labanan sa San Narciso, Quezon.

**7** — 2021: **Bloody Sunday Massacre**. 9 na aktibista ang pinaslang at 6 ang inaresto sa mga probinsya ng Cavite, Laguna, Batangas, at Rizal.

**8** — **Pandaigdigang Araw ng Kababaihang Anakpawis**. Taunang paggunita sa papel ng kababaihang anakpawis sa pagpanday ng lipunan.

**11** — 1972: Unang Pambansang Kongreso ng **Makabayang Kilusan ng Bagong Kababaihan**, ang rebolusyonaryong organisasyon ng kababaihan.

**23** — 2009: Pinaslang ng mga hindi kilalang elemento si **Sabina "Ka Sabeng" Ariola**, lider-maralita sa Santa Rosa, Laguna.

**28** — 2021: Pinaslang si **Dandy Miguel**, pangulo ng unyong Nagkakaisang Lakas ng mga Manggagawa sa Fuji Electrics Philippines Inc.

**29** — 1969: Itinatag ang **Bagong Hukbong Bayan** bilang armadong tagapagsulong ng demokratikong rebolusyong bayan.